# 50 DAHILAN para ipagdiwang ang 50 TAON NG NDFP




## 26 Inspirasyon sa mga makabayang artista at manunulat ang magiting na pambansa-demokratikong pakikibaka ng sambayanang Pilipino. Pinatatampok ito sa mga likhang sining na tinatangkilik ng masa mula noon hanggang ngayon.

### Artista at manunulat

*ni RA Santiago*

Malaya ka´t nangungusap
Humahaplos ng damdamin
Inihahayag ang dapat sabihin
Matapang at mapanghimagsik

Lumilikha nang walang hangganan
Iniuukit sa kasaysayan ang katotohanan
`Di nahahangganan ng anumang banta
Tungkuli´y mahigpit na pinanghahawakan

Binabagtas alinmang sukal
Kinakatas alin ang totoo
Isinasanib sa pluma´t pinsel
Kabuluhan ng bawat kwento

Sa bawat lapat ng lapis
Matiyagang iguguhit ang mga kurba
Liko´t sikot ng buhay ng dukha
Inaapi´t sinasamantala

Bawat tuldok at kudlit
Buntong-hininga, paghikbi
Mga hiyaw ng pinipiit
Isusulat mong pilit

Lalapatan mo ng tono
Tugma, ritmo at tiyempo
Pag-uugnayin ang hiwa-hiwalay
Makauring himig ng paglaban

Malawak na entablado
Lansangan, pabrika, kabundukan, parang, aplaya
Yumayabong, nagpapanibago
Saanman may pakikibaka

Ang mga kwento ng paglaya
Ang pagniniig ng mga ideya
Mula sa masa tungo sa masa
Ang prinsipyo ng sining ng digma.

Sa lahat ng obra
Ibandila ang mensahe ng paglaban
ng uring api!